**Ika-3 ng Enero, Lunes II**

# ANG KABANAL-BANALANG NGALAN NG ATING PANGINOON HESUS

**Panalangin Sa Umaga**

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Si Kristo'y napakita sa atin, halina't siya'y ating sambahin.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

**AWIT** (ADESTE FIDELIS)

Halina't magdiwang, at ating purihin
Ang Mesiyas na isinilang sa Belen.
Sambahin natin, Hari ng mga anghel:

Koro: Halina't siya'y purihin.
Halina't siya'y purihin,
Purihin natin ang Kristong Diyos natin.

Kayo'y mag-awitan nang may kagalakan,
Kayong mga anghel at ang mga banal,
At dakilain, D'yos sa kaitaasan: (Koro)

Kami'y bumabati sa ngayo'y 'sinilang
Kay Kristo Hesus ng kaluwalhatian;
Siya'y naging tao, sa anyo na totoo. (Koro)

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Hanggang saan ang hangganan ng aking paglalakbay upang makapasok sa piling ng Diyos?

**Salmo 42**

*(Umaasa sa pakikipiling ng Diyos sa kanyang Templo)*

Kung paanong yaong batis ang hanap ng isang usa;
Gayon hinahanap ang Diyos ng uhaw kong kaluluwa;
Nananabik ako sa Diyos, Diyos na buhay, walang iba;
Kailan kaya maaaring sa harap mo ay sumamba?

Araw-gabi'y tumataghoy, gabi't araw'y tumatangis;
Ang nagiging pagkain ko'y mga luha sa paghibik.
Itong mga kaaway ko, sa tuwina'y yaong sambit,
"Nasaan ba ang iyong Diyos? Hindi naming namamasid."

Nagdurugo ang puso ko, kung aking maalaala
Ang lumipas na kahapon lagi kaming sama-sama
Papunta sa templo ng Diyos na ako ang nangunguna;
Pinupuri namin ang Diyos, sa pag-awit na masaya!

Bakit ako nalulungkot, nabahala nang mainam?
Sa Diyos ako may tiwala, siyang aking aasahan;
Diyos na Tagapagligtas, muli ko s'yang aawitan.

Siya ay gugunitain ng puso kong tigib-hirap,
Habang ako'y nasa Jordan, sa tapunan nasasadlak;
Doon sa may Bundok Hermon at sa may Bundok Mizar,
Di ko siya malilimot gunitain oras-oras.

Ang dagat na kalaliman pakinggan at umuugong,
At doon ay maririnig, lagaslas ng mga talon;
Ang kawangki at kawangis, malungkot na mga alon
Na sa aking kaluluwa ay ganap na tumatabon.

Nawa ang pag-ibig ng Diyos ay mahayag araw-araw,
Gabi-gabi siya nawa'y purihin ko at awitan;
Dadalangin ako sa Diyos, na sa aki'y bumubuhay.

Sa Diyos, na sanggalang ko ganito ang aking wika,
"Bakit ako ay nilimot, nilimot mo akong kusa?
Bakit ako nagdurusa sa kamay ng masasama?"

Halos ako ay natunaw sa pagkutya ng kaaway,
Habang sila'y nagtatanong,
"Ang Diyos mo ba ay nasaan?"

Bakit ako nalulungkot, bakit ako nagdaramdam?
Sa Diyos ako'y may tiwala, siyang aking aasahan;
Magpupuri akong muli, pupurihing walang humpay
Ang aking Tagapagligtas, ang Diyos na walang hanggan.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Hanggang saan ang hangganan ng aking paglalakbay upang makapasok sa piling ng Diyos?

**Antipona 2:** Panginoon, sa ami'y ipakita ang sinag ng iyong awa.

**Awit: Sirac 36:1-5, 10-13**

*(Panalangin sa pagpasok sa banal na lungsod ng Jerusalem)*

Mahabag ka sa amin, PANGINOON, Diyos ng sanlibutan,
Lingapin mo kami, at gawin mong matakot sa iyo ang lahat ng bansa.
Kumilos ka laban sa mga bansang di kumikilala sa iyo,
Ipakita mo sa kanila ang iyong kapangyarihan.

Ginamit mo kami upang makita nila ang iyong kabanalan,
Gamitin mo naman sila nang makita namin ang iyong kapangyarihan.
Sa gayon makikilala nila, tulad ng pagkakilala namin
na walang ibang Diyos liban sa iyo, PANGINOON.

Magpakita ka uli ng mga kababalaghan,
Gumawa ka ng mga bagong himala.
Ipakita mo ang lakas ng iyong bisig.

Tipunin mong lahat ang mga lipi ni Israel,
At ibalik mo sila sa lupaing ipinamana mo sa kanila noong una,
Kaawaan mo, PANGINOON, ang baying itinuturing na bayan mo,
Ang Israel na inari mong anak na panganay.

Kahabagan mo ang aming banal na lunsod,
Ang Jerusalem na pinili mong tirahan.
Punuin mo ang Sion ng mga awit ng pagpupuri sa iyo,
Punuin mo ng iyong kaluwalhatian ang iyong banal na tahanan.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Panginoon, sa ami'y ipakita ang sinag ng iyong awa.

**Antipona 3:** Ang kalangitan ay magpahayag ng iyong kadakilaan, O Panginoon.

**Salmo 19a**

*(Kapurihan ng Diyos na maylikha sa lahat)*

Ang langit ay naghahayag na ang Diyos ay dakila!
Malinaw na nagsasaad kung ano ang kanyang gawa!
Bawat araw, bawat gabi, ang ulat ay walang patlang,
Patuloy na nag-uulat sa sunod na gabi't araw.

Walang tinig o salitang ginagamit kung sabagay,
At wala ring naririnig na kahit na anong ingay;
Gayon pa man, sa daigdig ay laganap yaong tinig,
Ang balita'y umaabot sa duluhan ng daigdig.

Itong Diyos ay nagtayo ng tolda sa kalangitan,
Mula roon, kung umaga'y lumalabas itong araw;
Katulad ng naglalakad na lalaking ikakasal,
Parang isang manlalaro na handing makipaglaban.

Sa silangan sumisikat, lumulubog sa kanluran,
Init niyo'y nadarama ng lahat sa daigdigan.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Ang kalangitan ay magpahayag ng iyong kadakilaan, O Panginoon.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Isaias 4:2-3)*

Pagdating ng araw na iyon, payayabungin ng Panginoon ang lahat ng pananim sa Israel, at ang bunga ng lupa ay magiging dangal at hiyas ng mga matitira sa Israel. Tatawaging banal ang mga matitirang buhay sa Jerusalem.

## TUGUNAN

**Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

**Ang mga lalaki't babae sa bawat bansa'y maglilingkod sa kanya,**
— at maninikluhod sa pagsamba.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Ang mga Pantas ay naghandog ng ginto, kamanyang at mira, sa Panginoon na Anak ng Diyos at Haring kataas-taasan, aleluya.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Magalak tayo kay Kristong Mahahabagin, na dumating upang palayain ang sangkatauhan mula sa kasalanang mapang-alipin, at upang bigyan ng kalayaan ng mga anak ng Diyos. Umaasa sa kanyang kalinga, ating sambitin:**

*Sa pamamagitan ng iyong pagsilang, iadya kami sa masama.*

Panginoon, ikaw ay ikaw na bago pa magkapanahon, ngunit inako mo pa rin ang isang bagong buhay,
— patuloy mo kaming panibaguhin sa pamamagitan ng hiwaga ng iyong pagsilang.

Kahit hindi mo tinalikdan ang pagka-diyos mo, tinanggap mo pa rin ang matulad sa aming mga tao,
— itulot mong makibahaging ganap ang aming buhay sa kabanalan mo.

Naparito ka upang maging ilaw ng sanlibutan, at guro ng kabanalan,
— ang iyong mga salita nawa ang maging ilaw sa aming daraanan.

O Salita ng Diyos na naging tao sa sinapupunan ng Birheng Maria, naparito ka sa daigdig,
— manahan kang lagi sa aming puso sa pamamagitan ng pananalig.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,**
**pakundangan sa aming pagpaparangal sa ngalan ni Hesus**
**kaming mga nagkakamit**
**ng kanyang matamis na pagmamahal sa sanlibutan**
**ay bigyan mo ng puspos na kaligayahan sa kalangitan**
**sa pamamagitan niya**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalangin sa Takipsilim

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Koro: Ipahayag sa kabundukan
Sa mga gulod kahit saan,
Ipahayag sa kabundukan,
Na ang Kristo ay isinilang.

Noong ako ay nag-aaral,
Ang hanap ko sa gabi't araw;
Hiling sa Diyos ako'y tulungan,
At itinuro n'ya ang daan. (Koro)

Habang pastol ay nagbabantay
Isang gabi sa mga kawan;
Biglang litaw sa kalangitan
Ang isang liwanag na banal. (Koro)

At nang ito ay masilayan,
Yumukod sila at nagdasal;
Sama-sama nilang nilakbay
Lugar ng batang isinilang. (Koro)

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Ang iyong ganda'y walang kapara; bawa't salita mo'y puno ng biyaya.

**Salmo 45**
*(Ang kasal ng hari)*

**I**

Kay gagandang pangungusap ang naroon sa isipan,
Habang aking hinahabi ang awit sa haring mahal;
Ang katulad ng dila ko ay panulat niyong paham,
Panulat ng mabubuting sumulat ng kasaysayan.

Sa lahat na ng nilikha ay makisig kang di hamak,
Kapag nagtatalumpati'y pambihira kang mangusap;
Pinagpapala kang lagi ng Diyos sa iyong hangad.

O ikaw na haring bantog, isakbat mo ang sandata;
Malakas ka at dakila, sagisag mo'y maharlika.
Maglakbay kang mayro'ng dangal tungo sa pagtatagumpay,
Alang-alang sa matuwid, ipagtanggol ang katuwiran;

Tagumpay ay matatamo sa lakas mong tinataglay.
Palaso mo'y matatalim, pumapatay ng kaaway;
Susuko ang mga bansa at sa iyo ay gagalang.

Yaong tronong tinanggap mo na kaloob ng iyong Diyos,
Isang tronong magtatagal at hindi na matatapos;
Matuwid kang maghahari sa bansa mong nasasakop.

Ang matuwid ay mahal mo, sa masama'y namumuhi;
Kaya naman ang iyong Diyos, tanging ikaw ang pinili;
At higit sa kaninuman ang galak mo'y tanging-tangi.

Sa damit mo'y nalalanghap, tatlong uri ng pabango,
Mira, aloe saka kasia na buhat sa ibang dako;
Inaaliw ka ng tugtog sa garing na palasyo mo.

O kay gagandang prinsesa ang katulong na dalaga,
Samantalang sa kanan mo, nakatayo yaong reyna,
Palamuti'y gintong lantay sa damit na suot niya.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Ang iyong ganda'y walang kapara; bawa't salita mo'y puno ng biyaya.

**Antipona 2:** Ang kasintahang lalaki'y narito na; salubungin ninyo siya.

**II**

O kabiyak nitong hari, ang payo ko'y ulinigin;
Ang lahat mong kamag-anak at ang madla ay limutin.
Sa taglay mong kagandahan ang hari ang paibigin;
Siya'y iyong panginoon, marapat na iyong sundin.

Yaong mga taga-Tiro, handog nila ay dadalhin,
Pati mga mayayaman sa iyo ay susuyo rin.
Ang prinsesa sa palasyo'y pagmasdan mo't anong ganda;
Sinulid na gintung-ginto ang niyaring damit niya.

Sa makulay niyang damit, sa hari ay pinapunta,
Haharap sa haring yaong mga abay ay kasama.
Sama-samang masasaya, ang lahat ay nagagalak
Na pumasok sa palasyo at sa hari ay humarap.

Darami ang iyong supling, sa daigdig maghahari,
Kapalit ng ninuno mo sa sinundang mga lahi.
Dahilan sa aking awit, ikaw nama'y dadakila,
Kailanma'y pupurihin nitong lahat na nilikha!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ang kasintahang lalaki'y narito na; salubungin ninyo siya.

**Antipona 3:** Ipinanukala ng Diyos na sa takdang panahon ay pag-isahin kay Kristo ang lahat ng bagay.

**Awit: Efeso 1:3-10**

*(Ang Diyos ang Tagapagligtas)*

Magpasalamat tayo sa Diyos at Ama
Ng ating PANGINOONG Hesukristo!
Pinagkalooban niya tayo
Ng lahat ng pagpapalang espirituwal
Dahil sa ating pakikipag-isa kay Kristo.

At sa atin ngang pakikipag-isang ito,
Hinirang na niya tayo
Bago pa nilikha ang sanlibutan
Upang maging banal at walang kapintasan sa harapan niya.

Dahil sa pag-ibig ng Diyos,
Tayo'y kanyang itinalaga
Upang maging mga anak niya sa pamamagitan ni Hesukristo.
Iyan ang kanyang layunin at kalooban.
Purihin natin siya dahil sa kanyang
kahanga-hangang pagkalinga sa atin
Sa pamamagitan ng kanyang minamahal na Anak!

Tinubos tayo ni Kristo
Sa pamamagitan ng kanyang kamatayan
At sa gayo'y pinatawad na ang ating mga kasalanan.
Gayon kadakila ang pag-ibig na ipinadama niya sa atin!

Binigyan niya tayo ng karunungan at kabatiran
Upang lubos nating maunawaan ang kanyang lihim na panukala
Na isasakatuparan sa pamamagitan ni Kristo
Pagdating ng takdang panahon.

Ang panukalang ito ay pag-isahin kay Kristo
Ang lahat ng nasa langit at nasa lupa.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Ipinanukala ng Diyos na sa takdang panahon ay pag-isahin kay Kristo ang lahat ng bagay.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Efeso 2:3b-5)*

Sa ating likas na kalagayan, kabilang tayo sa mga taong kinapopootan ng Diyos. Subalit napakasagana ang habag ng Diyos at napakadakila ang pag-ibig na iniukol niya sa atin. Tayo'y binuhay niya kay Kristo kahit noong tayo'y mga patay pa dahil sa ating pagsuway. (Naligtas nga tayo dahil sa kanyang kagandahang-loob.)

## TUGUNAN

**Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Ipahahayag ng lahat ng bansa ang kanyang kadakilaan,**
— mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** O Kristo, ikaw ang Liwanag mula sa Liwanag. Nang sa lupa ikaw ay napakita, ang mga Pantas ay nag-alay ng mga handog sa iyo, aleluya.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Kaisa ng lahat ng mga Kristiyano sa pananalangin at papuri, tumawag tayo sa Panginoon:**

*Ama, pakinggan mo kaming iyong mga anak.*

Tulungan ang mga taong di nakakikilala sa Diyos ngunit naghahanap sa iyo sa lilim at anino ng isip ng tao,
— panibaguhin sila sa liwanag na kaloob ni Hesukristo.

Tunghayan ang mga sumasamba sa iyo bilang isang tunay na Diyos at naghihintay sa iyong pagdating upang humatol sa huling araw,
— nawa'y makilala nila ang iyong wagas na pagmamahal.

Alalahanin ang mga pinagkalooban mo ng buhay, liwanag at ng kabutihan mo,
— huwag silang hayaang malayo sa iyo.

Bantayan ang mga naglalakbay sa pamamagitan ng iyong makalangit na pagsubaybay,
— at ilayo kami sa bigla at di-handang kamatayan.

Ipinahayag mo ang iyong katotohanan sa mga yumao noong sila'y nabubuhay sa lupa,
— akayin silang pagnilayan ang ganda ng iyong kalinga.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama naming makapangyarihan,**
**pakundangan sa aming pagpaparangal sa ngalan ni Hesus**
**kaming mga nagkakamit**
**ng kanyang matamis na pagmamahal sa sanlibutan**
**ay bigyan mo ng puspos na kaligayahan sa kalangitan**
**sa pamamagitan niya**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Natapos man ang maghapon, hindi ang magmahal;
Marami man ang hirap, pag-asa'y tumatagal;
Kunin yaring puso na pag-ibig ang may lalang
At sa pagkahimlay ay lagi nawang ingatan.

Laganap man ang dilim, ang ilaw ay narito,
May liwanag sa gabi, lakas ng mga tao.
Mata'y ipipikit ngunit ika'y katabi ko
Na laging tumitingin nang di malayo sa 'yo.

**Antipona:** O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.

**Salmo 86**

*(Panalangin ng isang dukhang nasa kagipitan)*

Sa aking dalangin, ako'y iyong dinggin,
Tugunin mo, PANGINOON, ang aking pagdaing;

Ako'y mahina na't wala nang tumingin.
Yamang ako'y tapat, ingatan ang buhay,
Lingkod mo'y iligtas sa kapahamakan
Pagkat may tiwala sa 'yo kailanman.

Ikaw ang aking Diyos, ako'y kahabagan,
Sa buong maghapo'y siyang tinatawagan.
PANGINOON, ang lingkod mo'y dulutan ng galak,
Sapagkat sa iyo ako tumatawag.

Mapagpatawad ka at napakabuti;
Sa dumadalangin at sa nagsisisi,
Ang iyong pag-ibig ay mananatili.
Pakinggan mo, PANGINOON, ang aking dalangin,
Tulungan mo ako, ako'y iyong dinggin.

Dumaraing ako kung mayro'ng bagabag,
Iyong tinutugon ang aking pagtawag.
Sa sinumang diyos wala kang kawangis,
Sa iyong gawai'y walang makaparis.

Ang lahat ng bansa na iyong nilalang,
Lalapit sa iyo't magbibigay galang;
Sila'y magpupuri sa 'yong kabutihan.
Pagkat ikaw lamang ang Diyos na Dakila
Na anumang gawin ay kahanga-hanga!

Ang kalooban mo'y ituro sa akin,
At iyon ang tapat na aking susundin;
Turuang maglingkod nang buong taimtim.

O PANGINOONG Diyos, sa buo kong buhay,
Pupurihin kita magpakailanman
At ihahayag ko ang kadakilaan.
O pagkadakila! Pag-ibig mong wagas,
Dahil sa pag-ibig, ako'y iniligtas;
Di mo binayaang sa hukay masadlak.

Mayroong mga taong ayaw kang kilanlin,
Taong mararahas, na ang adhikain
Ay labanan ako't ang buhay ay kitlin.

Ngunit ikaw, PANGINOON, tunay na mabait,
Tapat at totoo, wagas ang pag-ibig;
Lubhang mahabagi't banayad magalit.
Ibaling sa akin ang awa mo't habag,

Iligtas mo ako at bigyan ng lakas;
Yamang naglilingkod sa iyo nang tapat.
Pagtulong sa aki'y iyong patunayan;
Upang mapahiya ang aking kaaway,
Kung makita nila yaong katibayan
Na ako'y inaliw mo at tinulungan!

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:9-10)*

Tinawag tayo ng Diyos hindi upang parusahan, kundi upang iligtas sa pamamagitan ng ating PANGINOONG Hesukristo. Namatay siya para sa atin upang tayo'y mabuhay na kasama niya, buhay man tayo o patay sa kanyang muling pagparito.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**bigyan ng panatag na pagkahimlay**
**ang aming mga katawan**
**at ang mga ginawa namin ngayon**
**ay magbunga nawa ng walang hanggang buhay.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.